## Ano Ang Hepatitis B?

Ang Hepatitis B ay isang malubhang impeksiyon sa atay, na dala ng mikrobyong tinatatawag na Hepatitis B Virus (HBV).

Ang mga dinadapuan ng impeksiyong HBV ay nagkakaroon ng pamamaga sa atay. Nguni't kahit may mga sintomas na sila ng sakit sa atay, maaaring hindi pa rin matuklasan ng mga maysakit na sila pala'y impektado na ng HBV.




Ang mga malalang sintomas ay naghahatid ng nakapanlulumong sakit. Karamihan ng mga tinatamaan ng HBV ay gumagaling sa loob ng ilang linggo at nagkakaroon ng "antibodies" (o pamatay-bisa sa HBV) sa kanilang katawan. Ito ay tinuturing na isang malubha o "acute" na kaso ng HBV. Ganumpaman, ang ilang maysakit (5-10%) ay maaaring hindi magkaroon ng antibodies sa HBV, at maaaring dalhin nila ang mikrobyo sa loob ng katawan sa loob ng maraming taon — o habang-buhay. Ang kondisyong ito ay tinatawag na pangmatagalan o "Chronic Hepatitis B." Ito ay karaniwan sa mga bata at sanggol.

Maaaring iilang sintomas lang ang ipakita ng may mga Chronic Hepatitis B, at maaaring di nila tanto na dala pa nila ang mikrobyo matapos silang gumaling. Ang ilan naman ay maaaring may matagal nang sakit sa atay na tumuloy na sa di-maalis na hepatitis, pagpalya ng atay (Cirrhosis) o kanser sa atay. Sa anumang kaso, maaari nilang ipasa ang impeksiyon o mikrobyo sa ibang tao, at ang mga ito ay maaaring magkaroon ng hepatitis.

## Sino Ang Nanganganib?

Kahit sino ay maaaring magkaroon ng Hepatitis B. Subali't may ilang populasiyon na may di-pangkaraniwang dami ng kaso ng hepatitis. Kabilang dito ang mga:

- Asyano o taga-Pasipiko
- Taga-Haiti
- Aprikanong taga-Sub Sahara
- Eskimong taga-Alaska
- Tagapag-alaga ng kalusugan



- Gumamagamit ng gamot na iniiniksiyon sa ugat
- Nakikipagtalik sa iba't iba na hindi nag-iingat
- Naninirahan sa mga institusiyon, tulad ng mga taga-ospital o asilo para sa mga nasiraan ng bait

## Paano Kumakalat Ang Hepatitis B?

Ang Hepatitis B ay maaring kumalat nang di-pansin sa pamamagitan ng iba't ibang paraan.

**1 Paghawak o pagkadikit sa impektadong dugo at mga kagamitan sa pagkuha at pagsalin nito.**
Maaaring ipasa ang Hepatitis B sa pagsasalin ng dugo (transfusions) kung ang nasabing dugo ay hindi nasuri para sa mikrobyo. Sa Estados Unidos lahat ng pagsasalingdugo ay sinsusuri na ngayon upang matiyak na walang HBV. Subalit: Ang *pagbibigay* ng dugo ay HINDI laging dahilan ng impeksiyon. Ang HBV ay maaari ding kumalat dahil sa paghihiraman ng karayom pang-iniksiyon, labaha, o mga gamit na maaaring may bahid ng katiting na dugo.



**2 Paghawak, o pagsalo sa mga impektadong tubig galing sa katawan.**
Maaaring mahanap ang HBV sa ihi, tamod, luha, laway, gatas ng ina, at minsan sa dumi o tae. Makukuha din ito sa seksuwal na pakikipagtalik.

**3 Pagkahawa Sa Pagsilang**
Maaaring ipasa ng mga buntis ang HBV sa kanilang mga sanggol, madalas sa panganganak. Ito ang pangkaraniwang paraan ng pagkalat ng HBV sa Dakong Silangan at mahihirap na bansa.

**4 Pagkahawa Mula Sa Mga Kabahay**
Maaaring kumalat ang HBV sa isang kabahayan kung may impektado doon, nguni't hindi pa tiyak kung papaano ito naikakalat sa ganitong situwasyon.

## Paano Natutuklasan Ang Hepatitis B?

Dahil hindi halata kung ang isang pasyente ay may HBV, ang pinakatiyak na paraan sa pagtuklas ng mikrobyo ay ang pagsuri ng dugo (blood testing).



Alam ng mga tagapag-alaga ng kalusugan kung ano ang wastong pagsusuri.

## Ano Ang Mga Palatandaan Ng Hepatitis B?

Sa ilan, maaaring katamtaman lamang ang anyo ng impeksiyon, tila ba isang mahinang tipo ng trangkaso. Ang ilang tao, tulad ng mga bata, ay maaaring ni hindi mapagkitaan ng sintomas.

Ang ibang tao naman ay maaaring may malubhang sintomas tulad ng pagduduwal o pagsusuka, lagnat, pagorin, sakit sa tiyan, sakit sa laman, at pagtatae.

Maaring kulay-duyaw ang kanilang balat at mata at ang ihi naman ay mamula o magkulay-kahel. Ang mga impektado ay maaring magkaroon ng ilan o lahat ng mga sintomas na ito — o di kaya'y wala.



## Ano Ang Dapat Gawin Kung Impektado Ng HBV?

Ang mga naghihinalang may HBV sila ay dapat makipagkita sa kanilang doktor, nars o tagapag-alaga ng kalusugan. Kailangang suriin ang dugo upang matiyak ang impeksiyon. Ang mga may malubhang sintomas tulad ng patuloy na pagsusuka ay maaaring ma-ospital.

Ang mga may hepatitis ay hindi dapat magpagod; dapat silang kumain ng matimbang, dimataba, at masustansiyang pagkain. Dapat umiwas sa alak at uminom lamang ng gamot na pinayagan ng doktor. Mahalaga ang patuloy na pagpapatingin sa doktor, nars o propesyonal na tagapag-alaga ng kalusugan. Kahit na gumaling ang isang pasyente sa malubhang hepatitis, maaaring hindi sila tinubuan ng antibodies o pamatay-bisa sa katawan, at maaari pa rin silang makahawa. Nanganganib din silang magkaroon ng sakit sa atay sa hinaharap.



Kinakailangan silang magpatingin ng regular sa doktor.

## Sino Ang Dapat Suriin Para Sa Hepatitis B?

Bawa't buntis na Asyano o taga-Pasipiko ay dapat magpasuri para sa HBV. Makikitang marami sa kababaihan ang may HBV kahit na hindi nila naalaalang nagkaroon sila ng sakit sa atay kailanman. Kung hindi natuklasan agad na sila pala'y may HBV, nanganganib ang kanilang isisilang na sanggol. Ang pagbakuna lamang sa sanggol ang makapagliligtas sa bata. Ang bakuna ay ibinibigay sa oras ng pagsilang, at dalawa pang iniksiyon ang isusunod — sa gulang ng isang buwan at anim na buwan. Ang bakuna ay walang panganib at mabisa.

Sinumang naghihinalang may sintomas ng HBV ay dapat magpasuri. May ilang doktor na nagmumungkahi na dapat magpasuri ang lahat ng Asyano o taga-Pasipiko dahil sa maaaring maipasa ang mikrobyo ng walang kapansin-pansing sintomas.

## Paano Maiiwasan Ang Pagkalat Ng HBV?

Ang mga *may Hepatitis B* o nagdadala ng mikrobyo ay dapat sumunod sa mga tagubiling ito upang huwag magkalat ng HBV:

- Iwasan ang pagpapahiram ng mga pansariling gamit na maaring may bahid ng dugo o tubig-katawan, halimbawa, labaha, sipilyo, gamit-kainan, karayom na pang-iniksiyon
- Huwag magbibigay ng dugo kailanman
- Takpan ang mga hiwa, sugat o bukas na galis



- Sabunin at hugasan ang kamay matapos gamitin ang banyo o kasilyas
- Dapat ipasuri para sa HBV ang mga anak, asawa at/o katalik
- Gumamit ng supot o kondom upang hindi maipasa ang HBV habang nagtatalik

## Pagpigil Sa Pamamagitan Ng Bakuna

Ang mga hindi pa nagkakaroon ng Hepatitis B ay maaaring magpabakuna upang mapagsanggalang ang sarili laban sa mikrobyo. Ipinapayo ang mabisang bakunang ito sa mga naninirahan sa kabahayang mayroong may sakit ng Chronic Hepatitis, at sa mga bagong-silang na sanggol ng mga inang may HBV.

This brochure is available in English, Chinese, Korean, Laotian, Samoan, Tagalog and Vietnamese.



This publication was made possible by Federal grant number MCJ061009 from the Bureau of Maternal and Child Health. Additional funding was provided by the Office of Minority Health.
1992

Illustrated by Ellen Joy Sasaki
Designed by Peter Matsukawa